



NOVEMBER 2011
FILIPINO MAGAZINE

# PAG-USAPAN PO NATIN !

ISSUE 40
مجلة لنتحاور ملحق مجلة البشرى باللغة الفلبينية - العدد الأربعون
IPINAMIMIGAY NG LIBRE

# Abroad at ang Pagbabago sa Buhay ng Tao

المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center
UPANG TAYO'Y MAGKILALANAN ... لنتعارف















- Pagtuturo ng wikang arabik.
- Mga panayam tungkol sa mga okasyong pang-islam, mga kapistahan at okasyong pambansa.
- Mga programa sa pakikipagtulungan ng Philippine Embassy sa Kuwait.
- Seminar para sa mga magpapakasal.
- Mga seminar tungkol sa mga tradisyon at kaugaliang kuwaiti.
- Mga Kompetisyong Pangkultura.
- Mga Pamamasyal at Paglilibang.
- Mga Programang Pampalakasan.
- Monthly Magazine ng Center (PAG-USAPAN PO NATIN !).

**Kami po ay malugod na nag-aanyayasa inyong pagbisita sa ating sentro.**





المركز الكويتي الفلبيني الثقافي
Kuwait Philippine Cultural Center




# LIBRENG PAG-AARAL NG ARABIK PARA SA MGA PILIPINO

**(With Certificate)**



## For reservation and registration

Tawag lang sa 24712574 or 24756796

Extention 102 sa mga lalaki, Extention 116 sa mga babae

Office Hours: Sundays to Fridays, Morning 8:00– 1:00, Evening 4:30 – 8:30

KPCCenter is Closed on Saturdays

## ARABIC CLASS 2011 – 2012 SCHEDULE

## OF CLASSES & REGISTRATION

| BATCH | REGISTRATION PERIOD | DURATION OF CLASSES |
|---|---|---|
| 1st Batch | January 1 - 31, 2011 | February - May 2011 |
| 2nd Batch | May 1 - 31, 2011 | June - September 2011 |
| 3rd Batch | October 1 - 31, 2011 | November 2011 - February 2012 |

Mag-aral Bumasa at Sumulat ng Arabik sa Loob Lamang ng Apat na Buwan






*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng mainam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahit anuman ang maaaring ipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, mag-e-mail sa:*

ullessis@yahoo.com


FILIPINO MAGAZINE PO NATIN !
# PAG-USAPAN

Chief Patron
Mohammad Ismail Al-Ansari
Editor
Ullessis F. Abaya
Columnists:
Joselito Tabing
Joshua Barbas
Abdul Qadir Laja
Issa Mohammad Tragua
Ust. Abubaidah Salud Satol
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Wahibie Tamama
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Mailyn Rodriguez
Usta. Pahima Guiabal
Usta. Halima Mantawil

Review and Approval Committee
Ust. Marouf Baraguir Ali
Ust. Muslimin Palami Bhiruar
Bro. Muhammad F. Sumaway
Bro. Ahmad Yusuf Abaya
Usta. Halima Mantawil

Designer
Nader Bellal
PUBLISHED BY
KPC Center
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone 24712574, 24756796
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com

Khalid Abdullah Al-Sabea
General Director
Ust. Marouf Baraguir Ali
Head, Men Section
Usta. Halima Mantawil
Head, Women Section




BUHAY OFW

*Dear Kuya Eli...*

# ABROAD AT ANG PAGBABAGO SA BUHAY NG TAO



Ullessis Abaya
ullessis@yahoo.com

*(BY ROSE, PINOY OVERSEAS) Ano nga ba ang salitang ABROAD? Diba yan ang salita kapag nagtatrabaho tayo sa labas ng ating bansa; nagtatrabaho sa abroad? Bakit parang malaki ang nagiging epekto sa buhay ng tao kapag nakakapag abroad na? Ano ba meron sa abroad? Maraming bagay ang meron sa abroad, katulad nalang ng dollars, riyals, dinars, or yen earning ka na. Ang pagtatrabaho natin sa abroad ay nagbibigay ng malaking pagbabago sa ating buhay, at nagbibigay din ng magandang buhay at kinabukasan sa ating mga minamahal.*

*Ngunit bakit nga ba maraming tao ang nagbago kapag nakakapag abroad na? Katulad nalang halimbawa nung nasa Pilipinas pa siya matiyaga siya, marunong pa siyang mag-lakad at sumakay ng jeep. Noong nakapag abroad na at nakabalik sa Pinas, hindi na marunong sumakay ng jeep at wala ng tiyagang maglakad. Si Nena na taga provinsya, nung nasa Pilipinas pa, simple lang manamit at walang bisyo, at magalang sa kanyang magulang; nung naka abroad at umuwi ng Pilipinas, aba si Nena social na manamit, laging labas ang clivage; naninigarilyo na at palamura na, at take note englesera na si Nenang probinsyana. Isa pa nung nasa Pilipinas siya mabait siya at nakakausap mo ng maayos at nalalapitan mo; aba nung nag abroad na at umuwi ng Pilipinas naglalakad na parang walang nakikita at kapag kinakausap mo pretending na hindi ka kilala. Isa pa nung nasa Pinas siya kinakain niya kahit ano, kahit bagoong inuulam niya, tuyo, galunggong, mga gulay, kahit ano kinakain, nung nakapag abroad na, namasukan bilang DH at nakapag-asawa ng ibang lahi at umuwi ng Pinas, sasabihin "may alergy ako, hindi ako kumakain niyan," at kung mag-utos laging nakasigaw.*

*Marami rin sa atin na dahil galing abroad, kahit lumang kapitbahay niya sa Pilipinas ang kausap, panay english pa rin. Tama, kailangan natin iimprove ang pagsasalita natin ng english, pero ilagay naman natin sa tamang lugar, hwag naman yong kahit nasa probinsya ka na panay english ka pa rin, pati mga engkanto sa paligid ng bahay mo ay nalilito na sa iyo. Yan ang problema sa ating mga Pilipino, minsan nakakalimutan na natin kung saan tayo galing, makapag trabaho lang tayo sa ibang bansa, nakakalimutan na natin kung sino tayo at saan tayo galing.*

*Dapat matoto tayong lumingon sa ating pinanggalingan, huwag tayong magpa impluwensya sa ibang lahi. Yan ang naoobserbahan ko sa karamihan na nakakapag abroad. Ako sa tagal ko na sa abroad, masasabi ko na wala pa ring nabago sa akin, inaapak ko pa rin ang aking mga paa kung saan ako nanggaling, hindi ko kinakalimutan ang pinanggalingan ko. Ito din yata ang dahilan kaya hindi umaasenso ang mga Pilipino, ang ugaling payabangan na minsan kahit baon na sa utang makapag yabang lang. Isa pa ay ang inggitan at siraan. Kaya sana kung bigyan tayo ng pagkakataon ng Diyos na makapag abroad, huwag natin hayaan na mabago tayo; umaalis tayo upang makapagtrabaho at kumita para mabigyan ng magandang kinabukasan ang ating pamilya. Naiinis din ako sa mga taong kwento ng kwento, na mayaman daw sila sa lugar nila ay may katulong pa sila sa bahay nila, e bakit ka nandirito at nagpapaalila sa ibang lahi? Bakit ka nandito kung talagang mayaman ka sa inyo, bakit ka nagtatrabaho sa restau-*

*rant at pinag sisilbihan ang ibang lahi, at nagpupunas ng mesa kung mayaman kayo sa pilipinas. Bakit nakikipag away ka pa sa maliit na tip na binibigay sa iyo. Bakit iniwan mo ang mga anak mo tapos nandito ka at nagpapaalila sa maliit na sweldo.*

*Kailangan natin magpapakatotoo sa ating mga sarili, huwag tayong pretend ng pretend, huwag nating ikahiya kung ano at sino tayo. Ito minsan ang nagiging dahilan kaya tayo nagbago, ang pagkalimot sa ating pinanggalingan. Kaya ang naging resulta, pag-uwi ng Pilipinas ay puro kayabangan ang ginagawa. Ito ay isang kaugalian ng mga Pinoy na talagang hindi naaalis sa sarili, ang payabangan.*

*Marami rin ang nasisirang pamilya kapag abroad ang asawa, isang halimbawa lang ang isang babae na may 3 anak sa pilipinas kung iisipin mo maganda ang trabaho ng kanyang asawa, nagtatrabaho sa barko pina padalhan siya ng sobra sobra ng kanyang asawa, nag abroad ang girly pumasok sa isang restaurant at tinanggap ang maliit na sahod. Anong dahilan niya bakit pa siya umalis? Kasi gusto niya tumakas sa responsibilidad, ayaw niyang mag-alaga ng bata. Hindi pa siya sawa sa kanyang pagkadalaga kaya nung nakaalis kaliwa't kanang labas at pakikipag boyfriend ang ginagawa. Magyayabang na tour lang sa U.S. pero ang totoo pala ay nagtatrabaho at nagpapaalila. Ayaw na niya ang buhay sa pilipinas kaya kahit sobra ang padala sa kanya ng kanyang asawa umalis pa rin at tiniis kahit mawalay na sa kanyang mga anak. Yan ang mga taong hindi ko maintindihan kung bakit pilit pa ring magpakahirap sa abroad samantalang maganda naman ang buhay sa Pilipinas, nakukuha pang iwanan ang kanyang mga anak at asawa para sa maliit na kita sa ibang bansa. Kaya kung papansinin natin ang rate ng mga broken family sa atin, karamihan ay sa mga pamilya ng mga OFWs, lalo na kapag babae ang nasa abroad. Kaya napakalaki ang nagagawa ng pag-aabroad sa buhay ng tao. Iba't ibang bagay ang nabago; nababago ang sarili, nababago ang pananaw sa buhay, nababago ang buhay ng pamilya, nababago rin ang pag-uugali. Pati na rin ang mentalidad ng mga tao sa atin, sa mga kaibigan, mga kamag-anak, dahil kapag sinabing abroad akala nila baldebaldeng pera ang meron tayo dito at madali lang kitain ang pera, palibhasa ay hindi nila alam kung ano talaga ang buhay sa abroad.*

*Marami rin ang matagumpay sa pag-aabroad, ngunit marami rin ang nabigo at umuwing luhaan. Isa sa mga natutunan ko sa abroad ay ang pagpapahalaga sa maliit na kinikita, pagtulong sa pamilya, pagpapakatotoo sa sarili, at ang hindi pagkalimot kung saan ako nanggaling. Higit sa lahat ang pananalig ko sa Diyos.*

## *ANG BUHAY NG ISANG OFW*

*(BY BOGS OF QATAR) Napakahirap ang buhay ng isang OFW lalo na sa Middle East, nandyan yong iba naloloko ng kanilang employer kasi di naman lahat maganda ang nagiging buhay ng isang OFW sa ibang bansa. Sa una yon ang pinakamahirap kasi Homesick ang kalaban mo dito... you have to adjust yourself at makisama sa ibat-ibang klase ng tao kailangan mo din ang malawak na pang-unawa. Wag kang masyadong magtitiwala sa mga kasama mo kilalanin mo muna kung mapagkakatiwalaan mo ba sila kasi may mga taong selfish.*

*Pagdating sa trabaho dapat dedicated ka sa work. mag-ingat din sa mga taong sipsip. May mga tao din na imbes tulungan ka lalo ka nilang hihilain pababa. Maging mapagpasensya, kasi may mga boss na minsan di mo maintendihan ang utak sisigawan ka kahit wala kang ginawang kasalanan o mali sa trabaho mo.. Ako iba't-ibang uri at klase ng tao ang nakatrabaho ko merong Koreans, British, French, Qatari at Indians lahat naman sila mababait lalo na yong British at French para mo lang silang mga barkada. Yong Koreans naman naku palasigaw pero marunong magsorry pag alam nilang mali sila. Yong Indians naku di mo mapagkakatiwalaan yan parang pinoy ang mga ugali mga back fighter karamihan. Yong Qatari naman mismo yong CEO/*

*President ng company namin ang nakatrabaho ko ang masasabi ko lang walang alam pagdating sa business kilala lang nya ay MONEY. Minsan inuutusan akong pumunta sa isang business conference kahit di ko scoop di ko nga sinusunod pinagtataguan ko mabuti nalang makakalimutin hahahaa...*

*Pero wag nating kakalimutan kung bakit tayo ay nasa ibang bansa syempre para sa pamilya natin para sa kanilang kinabukasan. Minsan, madalas nakakagawa tayo ng mga pagkakamali parang nakakalimutan na natin ang mga pinangarap natin sa buhay, yong mga pinangako nating gawin tapos kadalasan pa nasasaktan mo pa kung sino ang taong mahal mo. Pero kailan man tayong mga pilipino hindi natin nakalimutan kung bakit tayo nasa ibang bansa. Nandito tayo para sa mga mahal natin sa buhay. Kahit gaano kahirap ang buhay dito, kahit gaano kalungkot titiisin natin yon para lang mapaligaya natin ang mga mahal sa buhay. Sa bawat patak ng pawis natin, ng luha natin alam nyo ang kapalit lang non yon lang simpling ngiti na galing sa kanila.*

## *GAANO NGA BA KASARAP ANG BUHAY NG ISANG OFW?*

*(BY MAN ARCILLA) Sabi ng karamihan masarap maging OFW dahil kikita ka ng malaki maging ito man ay dolyar, riyal, pounds, yen, etc etc. Sabi nga ng iba "Tara mag-abroad tayo para kumita ng malaki, tingnan mo ung kapitbahay natin laging may bagong kasangkapan sa bahay at nakabili pa ng malaking bahay sa subdivision". Pero 'di alintana ng karamihan ang hirap na dinaranas ng mga pilipinong nangingibang bayan mabigyan lamang ng magandang buhay and kanilang mga mahal sa buhay. Alam ba ng iba ang mga pasakit na dinaranas ng bawat OFW? Andiyan ung magpaalipin ka sa iba para lamang kumita ng malaki at gawin ang mga bagay na hindi nila nakasanayang gawin sa 'pinas kapalit ng kakarampot na halaga makapagpadala lamang ng pera. Madalas ay mauupo ka na lang sa isang tabi at tutulo ang mga luha sa iyong mga mata sa kadahilanang naaalala mo ang iyong mga mahal sa buhay. Mas iisipin mo pa na sana'y lagi silang nasa maayos na kalagayan at nawa'y hindi kinukulang sa mga pinapadala mo kahit na minsan ay hindi mo na naiisip ang sarili mong kalagayan. Halos tipirin mo na ang iyong pagkain para lamang makaipon, magsiksikan sa tinutuluyang bahay para lumiit ang binabayaran, maglakad patungo sa lugar na pupuntahan dahil saying ang pamasahe, pagtiyagaan ang mga sirang gamit para lamang hindi gumastos... yan ang ilan sa mga kabayanihang ginagawa ng mga kababayan nating nasa ibang bansa.*

*Pero sa likod ng mga kahirapan na dinaranas ng mga kababayan natin sa ibang bansa ay nandun pa rin ang mga ngiti sa kanilang mga labi. Lalo na sa tuwing nakikita nila na maayos ang buhay ng mga mahal nila sa buhay na nasa Pilipinas. Ang kanilang pamilya ang nagsisilbing lakas nila upang mapagtagumpayan ang bawat hirap na dinaranas sa malayong lugar.*

*Pagmamahal ang isa sa pinakadakilang dahilan kung bakit nagsasakripisyo ang karamihan na umalis sa sariling bayan at maghanapbuhay sa ibang bansa. Ito rin ang dahilan kung bakit kilalang kilala ang mga Pilipino sa buong mundo.*

*Yan ang buhay ng OFW, pilipinong binansagang "Bagong Bayani".*

*Sa mga gustong magbahagi ng mga karanasan sa buhay habang nasa abroad, ipadala lang po sa BUHAY OFW Dear Kuya Eli, ullessis@yahoo.com o sa txt, tel. 55539031*





NOVEMBER 2011.indd 5 11/16/11 2:50:19 PM





# CAREGIVER

## Isang Pagkamulat

*Bahagyang nakaliyad ang hambog ng matikas na dibdib, kaytamis ng ngiting naglalaro sa mga labi, at sa tinig na punumpuno ng pagmamalaki ay buong pananabik na nagpaalam si Sarah sa kanyang mga estudyante. Iyon na ang huling araw ng kanyang pagtuturo sapagkat pupunta siya ng London. Hindi man niya tuwirang binanggit sa mga bata kung ano ang magiging trabaho niya roon ay naka-panliliit ang naging tugon ng isang paslit: "to make punas-punas sa puwit ng mga maysakit". At ang kasunod ay ang malulutong na halakhakan na pumuno sa paligid ng munting silid-aralan.*

*Karaniwan ang ideya kapag narinig ang salitang caregiver ay patungkol sa isang yaya, alila, katu-long, tsimay o sa pinakamababang antas ay tagahugas nga lamang ng puwit ng pasyente. Ngunit sa pelikulang Caregiver, mabubuksan ang nakapikit at nahihimbing na kaisipan na maling iyon lamang ang papel na ginagampanan ng isang tagapag-alaga. Ang kuwento ay isang repleksyon na sumasala-min sa lahat ng uri ng tungkuling ginagampanan ng libu-libong OFW saan mang antas sila nabibil-ang. Isang simpleng kuwento na hahaplos sa may pinakamatigas mang puso at mag-iiwan ng pilat sa mga sugat na milya-milya ang lalim nang pagkakabaon. Pilat na magpapaalala kung ano ang mga OFWs at ang tunay nilang misyon sa pagtungo sa ibang bansa.*

*Tipikal na istorya ng isang Pilipinang may ambisyon para sa pamilya ang papel ni Sarah. Dahil sa hangarin niyang matulungan ang asawang si Teddy ay nag-aral siya ng kursong caregiving at naging isa sa 150,000 OFW na nagtatrabaho sa United Kingdom. Magkasama nilang iniwan sa Pilipinas ang anak na si Paulo na binilhan niya ng winter coat kalakip ang pangakong pag-iipunan niya ang pamasahe nito upang makasama nila sa London.*

*Hindi ang oportunidad na makapagtrabaho lamang sa ibang bansa ang naging katuparan ng mga pangarap ni Sarah. Bumigat ang pagtitimbang sa maraming bagay. Kaalinsunod nito ang mga pag-babago sa kanyang pagkatao, manapa'y ang pagkakatuklas tungkol sa kanyang sarili. Magmula sa isang pagiging masunurin at maamong maybahay kay Teddy, at bilang katuwang sa pagsisinop ng kanilang pamilya hanggang sa pagkakaroon ng kapangyarihan, dignidad at pagpapahalaga sa kan-yang sarili bilang isang babae, at bilang isang taong may silbi sa kanyang mundong ginagalawan.*

*Makalipas ang sigla at kasabikan na makatapak sa London, nagsimulang matikman ni Sarah ang lahat ng uri ng paghamon na siya ring pinagdaanan ng lahat ng OFWs sa kanilang araw-araw na pamumuhay sa ibang bansa: ang kakaibang lamig ng klima, ang hirap nang pakikitungo sa samut saring ugali ng mga nakakasalamuhang tao at ang kalbaryo ng sukdulang pagtitiis sa pag-aalaga sa isang maysakit. Kinalaunan ay namuo ang mga tensyon - sa banyagang lugar na kanyang kinasadla-kan, sa relasyon nila bilang mag-asawa ni Teddy, at sa kanyang ginagampananang tungkulin. Ngunit sa gitna nang unos ay pinanatili ni sarah ang pagiging matatag at may nag-uumapaw na pang-una-wa, higit sa lahat, ang dedikasyon at determinasyong mapagtagumpayan ang piniling larangan.*

*Iginupo si Teddy ng mga pagsubok hanggang sa dumating sa puntong napagpasiyahan na niya ang bumalik sa Pilipinas. Hinimok niya si Sarah na sumama sa kanya upang umuwi. Dito mahahati ang desisyon ni Sarah. Isang matalinong pagpapasiya kung ano ang nararapat niyang gawin: ang mana-tili ba sa London kakambal nang matiim na hangaring magtagumpay sa kanyang propesyon sa kabila nang pagkawala ng kanilang relasyon bilang mag-asawa? o ang paglaho ng kanyang mga pangarap kapalit nang pagiging buo ng kanilang pamilya? (fil.wikipilipinas.org)*





# ANG MGA SAKSI NI JEHOVA

*Ito ay isang internasyonal na relihiyosong organisasyon na may kabuuang bilang na 7,124,443 sa 236 na mga bansa (2009 Yearbook). Ang kanilang internasyonal na punong tanggapan ay nasa Lungsod ng New York. Kilala sila bilang masugid na mga mangangaral (preacher) at mamamahayag (publisher) dala-dala ang kanilang mga aklat, pampleto, brosyur, Bibliya (Bagong Sanlibutang Salin ng Banal na Kasulatan) at magasing Awake! at ang itinuturing na pinakamalaking relihiyosong pahayagan (sa anyong magasin), ang The Watchtower. Mula sa lawak ng kanilang gawain ang bilang ng nababautismuhan sa buong daigdig ay may katamtamang bilang na 700 na bagong mga miyembro araw-araw.*

ORGANISASYONAL NA KAYARIAN. *Kakaiba ang mga Saksi ni Jehova sa kanilang kaayusang organisasyonal kumpara sa ibang relihiyon. Hindi sila pinangungunahan ng iisang tao lamang. Wala silang herarkiya. Hindi sila gumagamit ng mga titulo na nagpapakilala sa isa o isang grupo bilang mas nakahihigit sa isa o sa iba. Tinatawag nila ang isat-isa bilang "kapatid" (brother) sa kabuuan. May ilang makakasulatang termino o pagkakakilanlan silang ginagamit ngunit ito'y bilang isang prebilehiyo lamang ng isang grupo o indibiduwal.*

SINO SILA. *Sa napakaraming bagay, ang mga Saksi ni Jehova ay katulad din ng iba. Sila'y may karaniwang mga problema —sa kabuhayan, pisikal, emosyonal. Sila'y nagkakamali paminsan-minsan, sapagkat hindi naman sila sakdal, kinasihan, o di-maaaring magkamali. Subalit nagsisikap silang matuto mula sa kanilang mga karanasan at matiyagang nag-aaral ng Bibliya upang magawa ang kinakailangang mga pagtutuwid. Gumawa na sila ng pag-aalay sa Diyos upang gawin ang kaniyang kalooban, at nagsisikap silang maisakatuparan ang pag-aalay na ito. Sa lahat ng kanilang ginagawa, hinahanap nila ang patnubay ng Salita ng Diyos at ng kaniyang banal na espiritu.*

*Napakahalaga para sa kanila na ibatay sa Bibliya ang kanilang mga paniniwala at hindi sa mga haka-haka lamang ng tao o sa mga turo ng relihiyon. Nadarama nila ang kagaya ng nadama ni apostol Pablo nang siya ay magpahayag samantalang nasa ilalim ng pagkasi: "Masumpungan nawang tapat ang Diyos, bagaman ang bawat tao ay masumpungang sinungaling." (Roma 3:4, Bagong Sanlibutang Salin ng Banal na Kasulatan) Kung tungkol sa mga turong iniaalok bilang katotohanan sa Bibliya, lubos na sinasang-ayunan ng mga Saksi ang landasing sinunod ng mga taga-Berea nang marinig nila si apostol Pablo na nangangaral: "Tinanggap nila ang salita nang may buong pananabik ng kaisipan, na maingat na sinusuri ang Kasulatan sa araw-araw kung totoo nga ang mga bagay na ito." (Gawa 17:11) Naniniwala ang mga Saksi ni Jehova na lahat ng mga turo ng relihiyon ay dapat sumailalim sa pagsubok na ito ng pagiging kasuwato ng kinasihang Kasulatan, maging ang turo ay mula sa kanila o mula sa iba. Kanilang inaanyayahan ka—hinihimok ka—na gawin ito sa iyong pakikipagtalakayan sa kanila. Mula rito, maliwanag na ang mga Saksi ni Jehova ay naniniwala sa Bibliya bilang ang Salita ng Diyos. Kinikilala nila na ang 66 na aklat nito ay kinasihan at wasto ayon sa kasaysayan. Ang karaniwang tinatawag na Bagong Tipan ay tinutukoy nila bilang ang Kristiyanong Griegong Kasulatan, at ang Matandang Tipan naman ay tinatawag nilang Hebreong Kasulatan. Nananalig sila kapuwa sa dalawang ito, ang Griego at Hebreong Kasulatan, at inuunawa nila ito sa literal na paraan malibang maliwanag na ipinahihiwatig ng mga pananalita o tagpo na ang mga ito'y makasagisag o simboliko. Nauunawaan nila na marami sa mga hula ng Bibliya ang natupad na, ang iba ay kasalukuyang natutupad, at ang iba naman ay naghihintay pa ng katuparan.*

MAHAHALAGANG OKASYON. *Kung ang Sangkakristiyanuhan (Christendom) ay nagdaraos ng napakaraming mga pagdiriwang, ang mga Saksi ni Jehova ay mayroon lamang iisa at natatanging okasyon. Ito ay ipinagdiriwang nila minsan sa isang taon at itinuturing nilang pinakabanal na selebrasyon, ang pag-alaala sa kamatayan ni Jesus o Memoryal (Hapunan ng Pangi-*

noon). Ito ang katunayan ng kanilang pagtanggap at pananampalataya sa haing-pantubos ni Jesus. Para sa kanila ito lamang ang nag-iisang bagay na iniutos sa tunay na mga Kristiyano upang ipagdiwang sapagkat tuwiran itong tinuran ni Jesus: "Patuloy ninyong gawin ito bilang pag-alaala sa akin" (Lucas 22:19).

MGA PAGPUPULONG. Tinatawag nilang Kingdom Hall ang kanilang bahay pulungan. Dito sila nagtitipon upang sumamba, tumanggap ng mga paalaala, tagubilin, pagsasanay, pag-aaral at pagpapatibayan sa isat-isa. Ang bawat pulong ay pinasisimulan ng isang awit at panalangin. Sa kanilang pag-awit sila ay gumagamit ng Aklat Awitan bilang giya at sumasabay sa himig ng isang awiting pangkaharian. Ang lahat ng mga pagpupulong ay bukas para sa lahat at walang koleksiyon o pangingilak ng pera. Ang bawat isa ay malayang maghulog ng kaniyang bukal-sa-loob na donasyon at walang takdang halaga sa mga donation box na matatagpuan sa likurang bahagi ng bulwagan.

Ang pagtuturo sa kongregasyon, lalo na ang pagpapahayag sa pulpito ay pribilehiyo lamang na ipinagkaloob ng Kasulatan sa mga kalalakihan. Karaniwan nang bahagi ng mga babae ang mga pagtatanghal sa stage. Maliban lamang sa iilang kaso sa liblib na mga lugar na kung saan walang kuwalipikadong lalaki, ang mga babae ang nangunguna sa mga pulong ngunit hindi tumatayo sa pulpito, nakaupo lamang sa isang upuan at mesa at kinakailangang maglagay siya ng lambong (karaniwang panyo) sa ulo bilang tanda ng pagpapasakop sa pagkaulo ng lalaki.

SI CHARLES TAZE RUSSEL at ang MGA ESTUDYANTE SA BIBLIYA. Napag-unawa ng Mga Saksi na hindi kailanman naitalikod ang tunay na Kristiyanismo (Mateo 28:19, 20) pagkatapos ng matinding pag-uusig sa mga sinaunang Kristiyano. Naniniwala ang Mga Saksi na ang makabagong-panahong Kristiyano ay pinasimulan ni Charles Taze Russel (kilala noon bilang "Pastor Russel") at mga kasamahan nito noong 1870 sa Allegheny, Pennsylvania at tinawag ang kanilang grupo bilang Mga Estudyante sa Bibliya. Hindi tulad ng ibang relihiyon, hindi itinuturing ng Mga Saksi si Russel bilang kanilang Lider kundi bilang isang kapuwa nila lingkod na binigyan ng isang natatanging prebilehiyo na pasimulan ang isang malawakang gawain na ipangaral ang Mabuting Balita ng Kaharian na siyang tanging solusyon sa lahat ng problema at pag-asa ng buong sangkatauhan. Kinikilala nila si Panginoong Jesus bilang ang tanging Lider ng isang nakikitang organisadong grupo dito sa lupa.

Noong Octobre 31, 1916, ang 64-anyos na si Russel ay namatay. Noong Enero 6, 1917 hinalinhan ni Joseph Franklin Rutherford (kilala bilang "Judge Rutherford") si Russel bilang presidente ng Watch Tower Society, isang legal na korporasyon (non-profit) na ginagamit ng Mga Saksi.

ANG MGA SAKSI NI JEHOVA. Noong Linggo ng hapon, Hulyo 26, 1931 sa isang kombensyon sa Columbus, Ohio iniharap ni Rutherford ang isang resolusyon na pinamagatang "Isang Bagong Pangalan," at tinapos bilang isang deklarasyon: "Nais naming makilala bilang at tawagin sa pangalan, alalaong baga, Mga Saksi ni Jehova." Lumukso sa tuwa ang mga delegado at tumugon sa sigaw na "Oo!" Hinalaw nila ang pangalang ito mula sa Isaias 43:10 na kababasahan ng ganito: "Kayo ang aking mga saksi, ang sabi ng Panginoon."

Sa ibang pananalita, ang salitang Saksi ay nangangahulugan ng alinman sa dalawang bagay: (1) nakakita o nakarinig ng isang pangyayari, bagay at iba pa, at ito ay kaniyang sinasaksihan o pinatutotohanan ; (2) natutuhan o nalaman ang isang pangyayari, bagay o nakilala ang isang persona -ang kaniyang katangian, ugali, pagkatao, kayarian at maraming iba pa- at ito ay kaniyang itinatawid sa iba, sinasalita sa iba, ipinakikilala sa iba. Ito ang kaniyang sinasaksihan o pinatotohanan. Samakatuwid, kahit hindi mo nakita, narinig, nahipo o anupaman ngunit ito'y iyong nalaman, nakilala o natutuhan, ang isa ay maaaring maging saksi o tagapagpatotoo. Sa Ingles ito ay karaniwang tinatawag alinman sa "eye witness" o "testimonial witness." Ang Mga Saksi ay naniniwalang may mga saksi na noon sa lupa libu-libong taon bago pa isilang si Jesus (Hebreo 12:1). At mismong si Jesus ay pinaniniwalaan nilang isa ring Saksi ni Jehova (Juan 18:37; Apocalipsis 3:14).

MGA PANINIWALA. Ang Biblia ay Salita ng Diyos at siyang katotohanan (2Tim 3:16, 17; 2Ped 1:20, 21; Juan 17:17)

Higit na mapananaligan ang Biblia kaysa sa tradisyon (Mat 15:3; Col 2:8)

Ang pangalan ng Diyos ay Jehova (Aw 83:18; Exo 6:3 King James Version, American Standard Version, Young's Literal Translation, Inspired Version of the Bible, Geneva Bible, Bishop's Bible, Webster Bible, Darby Bible, New World Translation of the Holy Scriptures, The Recovery Version, Eng-





*lish Standard Version.)*
*Si Kristo ay Anak ng Diyos at nakabababa kay Jehova (Mat 3:17; Juan 8:42; 14:28; 20:17; 1Cor 11:3; 15:28)*
*Si Kristo ang una sa mga nilalang ng Diyos (Col 1:15; Apo 3:14)*
*Si Kristo ay namatay sa isang tulos o punong kahoy, hindi sa isang krus (Gal 3:13; Gaw 5:30 ASV, YLT, KJV, IVB, BIS, WEB, BBE, WOR)*
*Ang buhay tao ni Kristo ay ibinayad bilang pantubos para sa masunuring mga tao (Mat 20:28; 1Ti 2:5, 6; 1Pe 2:24)*
*Ang isang hain ni Kristo ay sapat na (Ro 6:10; Heb 9:25-28)*
*Si Kristo ay ibinangon mula sa mga patay bilang isang imortal na espiritung persona (1Pe 3:18; Ro 6:9; Apo 1:17, 18)*
*Ang pagkanaririto ni Kristo ay sa espiritu (Ju 14:19; Mat 24:3; 2Co 5:16; Aw 110:1, 2)*
*Tayo ngayon ay nasa 'panahon ng kawakasan' (Mat 24:3-14; 2Ti 3:1-5; Lu 17:26-30)*
*Ang Kaharian sa ilalim ni Kristo ay mamamahala sa lupa taglay ang katuwiran at kapayapaan (Isa 9:6, 7; 11:1-5; Dan 7:13, 14; Mat 6:10)*
*Ang Kaharian ay magdadala ng napakainam na mga kalagayan ng pamumuhay sa lupa (Aw 72:1-4; Apo 7:9, 10, 13-17; 21:3, 4)*
*Ang lupa ay hinding-hindi mawawasak o mawawalan ng naninirahan (Ec 1:4; Isa 45:18; Aw 78:69)*
*Aalisin ng Diyos ang kasalukyang sistema ng mga bagay sa digmaan ng Armagedon (Apo 16:14, 16; Zef 3:8; Dan 2:44; Isa 34:2; 55:10, 11)*
*Ang balakyot ay pupuksain magpakailanman (Mat 25:41-46; 2Te 1:6-9; Aw 37:9-11)*
*Ang mga taong sinang-ayunan ng Diyos ay tatanggap ng buhay na walang hanggan (Ju 3:16; 10:27, 28; 17:3; Mar 10:29, 30)*
*Iisa lamang ang daan tungo sa buhay (Mat 7:13, 14; Efe 4:4, 5)*
*Ang kamatayan ng tao ay dahil sa kasalanan ni Adan (Ro 5:12; 6:23)*
*Ang kaluluwa ng tao ay hindi na umiiral pagkamatay (Eze 18:4; Ec 9:10; Aw 6:5; 146:4; Ju 11:11-14)*
*Ang impiyerno ay ang karaniwang libingan ng tao (Job 14:13; Apo 20:13, 14)*
*Ang pag-asa ng mga patay ay pagkabuhay-muli (1Co 15:20-22; Ju 5:28, 29; 11:25, 26)*
*Mawawala na ang Adanikong kamatayan (1Co 15:26, 54; Apo 21:4; Isa 25:8)*
*Isang munting kawan lamang ng 144,000 ang aakyat sa langit at mamamahala kasama ni Kristo (Lu 12:32; Apo 14:1, 3; 1Co 15:40-53; Apo 5:9, 10)*
*Ang 144,000 ay ipinanganak-muli bilang espirituwal na mga anak ng Diyos (1Pe 1:23; Ju 3:3; Apo 7:3, 4)*
*Ang bagong tipan ay ipinakipagtipan sa espirituwal na Israel (Jer 31:31; Heb 8:10-13)*
*Ang kongregasyon (Iglesia) ni Kristo ay itinayo sa kaniya (Efe 2:20; Isa 28:16; Mat 21:42)*
*Ang mga panalangin ay dapat ipatungkol lamang kay Jehova sa pamamagitan ni Kristo (Ju 14:6, 13, 14; 1Ti 2:5)*
*Ang mga imahen ay hindi dapat gamitin sa pagsamba (Exo 20:4, 5; Lev 26:1; 1Co 10:14; Aw 115:4-8)*
*Ang espiritismo ay dapat iwasan (Deut 18:10-12; Gal 5:19-21; Lev 19:31)*
*Si Satanas ang di-nakikitang tagapamahala ng sanlibutan (1Ju 5:19; 2Co 4:4; Ju 12:31)*
*Ang isang Kristiyano ay hindi dapat makibahagi sa mga kilusang interfaith (2Co 6:14-17; 11:13-15; Gal 5:9; Deut 7:1-5)*
*Ang isang Kristiyano ay dapat na manatiling hiwalay sa sanlibutan (San 4:4; 1Ju 2:15; Ju 15:19; 17:16)*
*Sumunod sa mga batas ng tao na hindi salungat sa mga batas ng Diyos (Mat 22:20, 21; 1Pe 2:12; 4:15)*
*Ang pagpasok ng dugo sa katawan sa pamamagitan ng bibig o ugat ay labag sa mga kautusan ng Diyos (Ge 9:3, 4; Lev 17:14; Gaw 15:28, 29)*
*Ang mga kautusan ng Biblia tungkol sa moral ay dapat sundin (1Co 6:9, 10; Heb 13:4; 1Ti 3:2; Kaw 5:1-23)*
*Ang pangingilin ng Sabbath ay sa Israel lamang ibinigay at tinapos kalakip ng Kautusang Mosaiko (Deut 5:15; Exo 31:13; Ro 10:4; Gal 4:9, 10; Col 2:16, 17)*
*Ang uring klero at pantanging titulo ay di-angkop (Mat 23:8-12; 20:25-27; Job 32:21, 22)*
*Ang tao ay hindi bunga ng ebolusyon kundi nilalang (Isa 45:12; Ge 1:27; Mat 19:4)*
*Si Kristo ay nagbigay ng halimbawa na dapat sundin sa paglilingkod sa Diyos (1Pe 2:21; Heb 10:7; Ju 4:34; 6:38)*
*Ang bautismo sa pamamagitan ng lubusang paglulubog sa tubig ay sumasagisag sa pag-aalay (Mar 1:9, 10; Ju 3:23; Gaw 19:4, 5)*
*Ang mga Kristiyano ay natutuwang magbigay ng pangmadlang patotoo sa maka-Kasulatang katotohanan (Ro 10:10; Heb 13:15; Isa 43:10-12)*












# PINOY RECIPE

Ni Sis. Um Ismael

(Mga Kakanin at Panghimagas)

## LETSE PLAN

Mga Sangkap:
¼ tasang asukal, carmelized sa liyanera
4 itlog, binating sandali
1 malaking lata ng gatas ebaporada
1 latang gatas na condensada
½ tasang asukal
½ kutsaritang balat ng dayap ginayat

Paraan ng Pagluluto:
1. Pagsama-samahin ang lahat ng sangkap.
2. Salain habang inihuhulog sa liyanerang may sirup.
3. Pasingawan o ihurno hanggang mabuo.
4. Palamigin bago isalin sa bandehado.

## SUMANG BISAYA

Mga Sangkap:
1 salop na malagkit, magdamag na babad
1 kutsarang asin
8 niyog na ginata
4 na dahon ng saging

Paraan ng Pagluluto:
1. Lutuing malasado ang malagkit sa gata ng niyog at asin sa kawali.
2. Alisin sa apoy at balut-balutin sa dahon ng saging
3. Talian ang dalawang dulo.
4. Pakuluan uli hanggang malubos ang pagkaluto ng malagkit.

## BUDIN (PUDDING)

Mga Sangkap:
4 na itlog, binati
2 latang (mahaba) gatas ebaporada
4 tasang sinangang na bread crumbs
1 ½ tasang asukal
½ tasang kinudkod na niyog
½ tasang pasas
1 kutsarang ginayat na balat ng kalamansi
½ tasang matamis na condol
½ tasang matamis na langka
½ tasang matamis na rimas

Paraan ng Pagluluto:
1. Isama ang gatas at asukal sa binating itlog.
2. Ihalong mabuti ang ibang sangkap.
3. Ipasok at lutuin sa hurno (oven) hanggang mabuo.
4. Ihain nang malamig.

## BUKO SALAD

Mga Sangkap:
6 piraso ng buko, ginayat
1 maliit na bote ng nata de coco pinya, pinatulo
1 tasa ng minatamis na pulang kaong, pinatulo
1 maliit na lata ng cream
½ tasa ng gatas kondensada
1 kutsaritang pandan flavoring

Paraan ng Pagluluto:
1. Paghalu-haluin lahat ng sangkap sa isang malalim na bowl.
2. Tikman at kung kulang sa tamis ay dagdagan ng gatas na kondensada.
3. Palamigin bago ihain.

(Source:Piling-piling Lutuing Pilipino, R.P.Nem Singh, G.V.Manaog; Isa-Jecho Publishing Inc)






# Computer Tips

## How to Fix File Folders which Become Shortcuts in Removable Media (Flash Memory, External Hard Drive)

Have you ever met this kind of wired situation? Your file folders suddenly became shortcuts when you connect the removable media (USB pen drive, external hard drive and SD memory card etc.) to your computer and try access data in it. You have sizable files say a couple GB in the drive, but it just shows 1KB or 2KB and so on. You also tried the removable media in a different PC, still the same problem occurred. How to make the file folders accessible again or how to recover lost files first of all?

## What Caused to Your Folders?

Yes, you may already guess it - probably the virus or Trojans (like BUOUFO, QWERT etc) or autorun.inf worm. Your pen drive or memory card may be suffered or infected. As a result, the files or folders become “hidden”. Sometimes you can make them visible again by switching to non-hidden mode, while most of the times you have to kill those virus or Trojans.

## How to Fix Folder Shortcuts Problem?

To start with, do not format the removable media immediately as formatting will make the data insides much harder to be recovered, and format won’t be necessary to kill the virus. Sometimes it won’t let you format the device. For example autorun.inf worm will stop a flash drive from being formatted. So follow the steps below and see if you can make things right.

#1 Check whether the files are not in hidden mode. Click on “Start” -->Run-->type CMD and click on OK.

Here I assume your removable drive as G:
Enter this command: attrib -h -r -s /s /d g:*.* (replace the letter G with your USB or memory card “removable drive” letter showed under “My Computer”).
Then check if your real files will be showed.
Note: if you have formatted the drive, simply bypass this step and go to #2 directly.

#2 If your files won’t show. You have to use some strong anti-virus or anti-malware programs to eliminate the virus or Trojans. Download freeware Malware bytes Anti-Malware from CNET and install it on your computer. You may also find more free anti-virus programs from this post. Then connect your removable media. Run the software to perform a “Full Scan” of the drive which may contain those virus or Trojans. ‘); Default selected option is “Quick Scan”. This way should kill those problem makers. After that see if the file folders will be accessed normally.

#3 If you find your folder files missing, do not worry. Take a try of  Data Recovery Tool (You can find from Google lot, take the free trial) and see if you can recover the deleted files or folders. This way should be your final solution.

Are the solutions helpful for fixing your folder shortcuts problem in your USB or memory card etc? Making your voice heard in comments is always great.

Note: folders shortcuts problems vary a lot here and there, I am unable to solve every trouble my readers asked in the comments. As a result, I am listing several articles I found helpful on the Internet that is similar to the topic in the following. Hope they will also help you. Best regards




## UNTV – Media Partner ng Philippine Red Cross

Nakatawag pansin kay dating DSWD Secretary at ngayon ay Philippine Red Cross Governor Corazon-Alma de Leon ang "Tulong Muna, Bago Balita" advocacy ni Mr. Public Service Kuya Daniel Razon ng UNTV. "Kundi gaya ng sabi niyo,'Tulong Muna, Bago Balita', naniniwala ako na malaki ang naga-gawa ng UNTV para sa mga mamamayan nating Pilipino," pahayag ni PRC Governor Corazon-Alma de Leon. At dahil sa parehong layunin nito at ng PRC na makatulong sa kapwa-tao, ang istasyon ng UNTV ang pinili ng Philippine Red Cross na maging media partner upang isa-publiko ang mga proyekto at adhikain na isinusulong nito. Kabilang dito ang "Blood Samaritan" at ang "I love you, Red Cross" project ng Philippine Red Cross na humihikayat sa mga kababayan natin na maging volunteer blood donor para sa mga kababayan natin na nangangail-angan ng dugo lalo na sa mga pasyenteng may sakit na dengue. …so sa pamamagitan ng UNTV, ibinaba-lita natin ito." ( Mula sa Balita ni Julie Ann Roberto, UNTV News)

Ano ang UNTV. Ito ay isang istasyong pang-telebi-syon sa Pilipinas na sumasahimpapawid ng 24-oras. Ang himpilang ito ay isa sa mga pinaka-mapag-kakatiwalaan at matagumpay na Filipino network na gumagarantiya ng kapaki-pakinakbang at kalidad na programa. Ito ay nakatuon sa makatuwirang pagsasa-himpapawid, higit ang mga alternatibo at matalinong mga programa. Kinikilala ng UNTV ang papel na ginagampanan sa media sa pagpapayaman ng buhay, kultura, isipin at pagkakakilanlan ng mga Pilipino sa buong mundo.

Ang UNTV ay dinisenyo upang sumalamin sa positibong espiritu at mga kagandahang asal, na su-musunod sa pagbabantay ng mga kalayaan sa media at pananagutan na naghahatid ng libre, responsable at mapagtugon na istasyon. Maaari din itong ma-ac-cess sa pamamagitan ng internet sa kanilang address www.untvweb.com.




## Talaan ng mga Katanungan

Ang KPCCenter ay nagsasagawa ng isang prospektibong pag-aaral. Hinahangad nito na malaman ang mga pananaw o opinyon ng mga mambabasa ng ating magazine, ang Pag-usapan Po Natin!, upang ito ay mailathala sa isang maayos na anyo kasama ang mga nilalaman kung ang mga ito ba ay umaayon sa mga hangarin ng KPCCenter. Tunay na ikalulugod namin ang inyong partisipasyon sa pag-aaral na ito sa pamamagitan ng pagsagot sa mga katanungan na nasa Talaang ito at muli itong ipadala pabalik sa tanggapan ng Editor sa KPCCenter.

Personal ng mga Impormasyon:
Kasarian:
O Lalaki
O Babae
Edad:
O 16-25
O 26-35
O 36-45
O 46 pataas
Antas ng Edukasyon
O Elementary
O Intermediate
O High School
O Kolehiyo pataas
Relihiyon: (Pakisulan lang) ______________________________

Unang Linya ng mga Katanungan: Artikulo ng Pagkakilala sa Magazine:
Kanino o saan mo nalaman ang Pag-usapan Po Natin! Magazine?
O KPCCenter
O Sa tirahan
O Pampublikong lugar
O Sa trabaho
O Iba pa ______________________________

Madali ba para sa iyo na makakuha ng magazine?
O Oo
O Hindi
O Medyo

Ikalawang Linya ng mga Katanungan: Artikulong Editoryal:
Ano ang iyong opinyon sa mga paksa na inilathala ng magazine?
O Napakahusay
O Mahusay
O Mahina

Nakapagserbisyo ba ang magazine partikular sa mga mamamayang Filipino?
O Oo
O Hindi
O Medyo

Ano ang karamihan sa mga paksa ang pinakagusto mo sa magazine?
O Pangrelihiyon
O Pambalita
O Panlibangan
O Iba pa ______________________________

Ikatlong Linya ng mga Katanungan: Ang Wika ng Pagkakalathala:
Ano ang opinyon mo sa wika na ginagamit sa magazine?
O Madali
O Pangkaraniwan
O Medyo mahirap
O Mahirap

Ano ang opinyon mo sa mga paksa ng magazine?
O Napakahusay
O Mahusay
O Mahina

Ikaapat na Linya ng mga Katanungan: Anyo at Kinalabasan:
Sukat ng laki ng magazine at ang bilang ng mga pahina nito.
O Akmang-akma
O Akmang nangangailangan ng pagsasa-ayos
O Hindi akma

Ang mga larawang umuugnay sa mga paksa
O Akmang-akma
O Akmang nangangailangan ng pagsasa-ayos
O Hindi akma

Ano ang opinyon mo sa disenyong panlabas ng magazine?
O Akmang-akma
O Akmang nangangailangan ng pagsasa-ayos
O Hindi akma

Maraming Salamat po sa inyong Pakikiisa…

# MAGTAWANAN TAYO

## (Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)

Ni Issa Mohammad Tragua, e-mail: jorgetragua@yahoo.com






*ANAK: Itay, 'di ba, sabi mo, bibigyan mo 'ko ng P500 kapag pumasa ako sa exams?*
*ITAY: Oo naman, anak! Gagastos ako para sa 'yo para pumasa ka.*
*ANAK: Itay, good news po!*
*ITAY: Bakit, pasado ka?*
*ANAK: Hindi po. Hindi po kayo gagastos*

*ANAK: Tay may kaklase akong tinutukso ako na bakla daw ako*
*TATAY: sira ulo yun ah! sapakin mo sa mukha, basagin mo!!!*
*ANAK: Ayoko Tay!*
*TATAY: Bakit???*
*ANAK: ...Gwapo tay eh, yummy!!!*

*TATAY: Anak, totoo bang bakla ka raw!*
*ANAK: hindi me bakla! Chismax lang yan ng mga chuvanesna walang magawa sa mga chenelyn nila! mga Chaka ever!!!!!!!! Ako baklush?! Haller*

*TEACHER: Class use "fuera" in a sentence.*
*JUAN: Mi maestras son bonitas. (My teachers are beautiful.*
*TEACHER: Oh, that's very flattering but where's "fuera"?*
*JUAN: FUERA ka*

*KENDER STUDENT: Mam! Pag pinaghalo po ba ang surf at tide bubula pa ba?*
*TEACHER: Oo naman.*
*KENDER STUDENT: Ok po! (bumulong sa classmate), ang tanga ni ma'am.. paanong bubula eh wala pa ngang tubig! Lipat tayo school! Sayang tuition natin*

*AMO: Inday, tapos mo na ba linisan yung key-board ng computer ko?*
*INDAY: tapos na po koya....pinag arrange ko na rin po ang keyboard alphabetically Hahahahahaha…..*

*Sa Loob Ng PetShop:*
*CUSTOMER: (kinausap ung parrot) "HEY! Can you speak, ha? CAN YOU SPEAK, HA?*
*PARROT: OO!!! NAGSASALITA AKO ! ikaw? can you fly, ha? CAN YOU FLY, HA???*

*Sa isang prusisyon:*
*PARI: Ang mga lalake, sunod sa karo ni San Jose, ang mga babae naman sa karo ni Mama Mary.*
*BAKLA: Kami father, saan susunod?*
*PARI: Mga bruha, follow me. Gitna tayo para bongga.*

*Si Doc may kasamang mental patient.*
*DOC: Magaling ka na pala. Niligtas mo kasi yung kaibigan mong nalunod kaya lang nag-bigti.*
*PASYENTE: Hindi po Doc. Sinabit ko po sya dun para matuyo!*

*AMO:Hoy Inday, bakit tuwing dumadating ako, inaabutan kitang nanonood ng TV?*
*INDAY:Eh mam, ayaw ko namang abutan nyo ako na walang ginagawa!*

*PARE1: pare! anong spelling ng orange?*
*PARE2: pambihira ka naman! un na nga lang, di mo pa alam!*
*(silence)*
*teka, alin ba? ung prutas o ung kulay?*

*TEACHER: Ok class, our lesson for today is about planets, earth is the 3rd planet from the sun. Now what is next to MERCURY?*
*PEDRO: Parang 7ELEVEN po yata mam! Hindi ko po sure ha, minsan kasi MINISTOP katabi nun.*

*Isang batang lalaki ang nakatingin sa labas ng simbahan.*
*PARI: Bakit hindi ka pumasok sa loob iho?*
*BATA: Kasi po baka mawala ang bike ko.*
*PARI: Wag kang mag-alala, ang Espiritu Santo ang magbabantay sa bike mo.*
*(Pumasok na sila sa loob ng simbahan…)*
*PARI: Marunong ka bang magdasal iho?*
*BATA: Opo. Sa ngalan ng Ama, ng Anak. Amen.*
*PARI: Kulang ata iho. Nasaan ang Espiritu Santo?*
*BATA: Nasa labas po. Binabantayan ung bike ko.*

# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Head of the Women Section, KPCCenter

## Lesson 28

| Ang kahulugan sa Tagalog | Pagsasaling titik | Magkakasama na titik ng salitang Arabik |
|---|---|---|
| Mga Buwan na bawal makipaglaban | Ash hurol hurom | أشهر الحرم |
| Ika-11 na buwang Hijri | Dhul - Qaadah | ذو القعدة |
| Ika-12 na buwang Hijri | Dhul - Hijjah | ذو الحجّة |
| Unang buwan ng Hijri | Muharam | محرم |
| Ika-7 na buwang Hijri | Rajab | رجب |

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| ر Raa | ذ Dhaal | د Daal | خ Khaa | ح Haa | ج Jeem | ث Thaa | ت Taa | ب Baa | أ Alif |
| ف Faa | غ Ghaieen | ع Aieen | ظ Zaa | ط Taa | ض Daad | ص Saad | ش Sheen | س Seen | ز Zaa |
| | ى Yaa | ي Yaa | ه Haa | و Waaw | ن Noon | م Meem | ل Laam | ك Kaaf | ق Qaaf |

*Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng LIBRENG Arabik, tumawag lamang sa KPCCenter, 24712574 or 24756796 extentions 116 sa mga babae, at 102 sa mga lalaki.*




*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# TANONG AT SAGOT

## Ang Ipinahintulot At Hindi Ipinahintulot Na Gawin Sa Pagtatalik Sa Asawa



*TANONG: Totoo po ba na bawal sa batas o Agama Islam ang ibat ibang posisyon ng pakikipagtalik?*

*SAGOT: Alhamdulillah, Wassalatu Wassalamu Ala Rasulillah, Waala Alihi Wasahbihi Waba›d. Una, ang pagtatanong at pagsagot sa mga ganitong mga katanungan tungkol sa pakikipagtalik ng mag-asawa ay hindi masama, sapagkat walang malisya sa pag-aaral sa Pananampalataya. Si Um Salamah (Kalugdan siya ng Allah) nang gusto magtanong kay Propeta Mohammad (Sumakanya ang kapayapaan) ay nagsabi: «O Sugo ng Allah, katotohanang ang Allah ay hindi nahihiya sa katotohanan.»*

*Ang isyung ito ay nararapat na maging malinaw para sa atin at ito ay mahalaga sa Islam para sa kapakanan ng mag-asawa at mapanatili ang kanilang maganda at maligayang pagsasama, maging sila man ay Hajj o kaya ay hindi. Sa isyung ito, maaari nating hatiin ang paksa sa dalawa.*

*Unang paksa, ay ang mga napagkaisahan ng mga pantas sa Islam na bawal (haram), ito ay dalawang klase lamang; una ay ang pakikipagtalik sa asawa sa pamamagitan ng puwit o ang pagpasok ng ari o ulo ng ari (hashafa) ng lalaki sa puwit ng babae, at ang pakikipagtalik sa panahon ng may pagreregla ang babae o buwanang dalaw (haid) at may dugo sanhi ng kanyang pagkapanganak (nifas). Wala ng usapan tungkol sa pagiging bawal nito sapagkat malinaw sa banal na Qur›an at sa mga Hadith ni Propeta (Sumakanya ang kapayapaan). Pumapasok din dito ayon sa mga pantas ang paglalagay o pagpasok ng kamay sa puwit o sa ari ng babae sa panahon ng kanyang haid o nifas, subalit walang masama sa paghahaplos ng mga ito. Sang-ayon sa kahulugan ng talata sa banal na Qur›an: «Sila ay nagtatanong sa inyo tungkol sa pagreregla ng mga babae. Ipagbadya: ito ay isang adha (isang bagay na makakapinsala sa isang lalaki na makipag-ulayaw sa kanyang asawa)» Basahin ang Qur›an 2: 222. At sinabi ni Propeta Mohammad (Sumakanya ang kapayapaan): «Isinumpa ang sinumang makipagtalik sa kanyang asawa sa pamamagitan ng puwit.»*

*Ikalawang paksa, ay ang mga isyung hindi napagkaisahan ng mga pantas sa Islam kung maaaring gawin panahon ng pagtatalik o kaya ay hindi? Banggitin natin ang kabilang sa mga ito*

*PAGHUHUBAD NG MAG-ASAWA*

*-Hindi bawal subalit higit na mainam na iwasan (makrooh), ayon sa mga pantas na Al-Hanabilah (Kaawaan sila ng Allah), na ang katwiran nila ay ang Hadith na si Propeta Mohammad (Sumakanya ang kapayapaan) ay nagsabi «Kapag makipagtalik ang isa sa inyo sa kanyang asawa ay magtakip..» At si Aisha, ang asawa ni Propeta (Kalugdan siya ng Allah) ay nagsabi: «Hindi ako nakita ng Sugo ng Allah at hindi ko rin siya nakita (sa maselang na parte ng katawan»*

*Hindi bawal (ja›iz), ayon sa karamihan sa mga pantas; Al-Hanafiyah, Al-Malikiyah at Al-Shafi›eyah (Kaawaan sila ng Allah), na ang katwiran nila ay isang Hadith na nagsabing si Propeta Mohammad (Sumakanya ang kapayapaan) ay nagsabi sa isa sa kanyang mga kasamahan (sahabah): «Alagaan mo ang mga maselang na parte ng katawan mo maliban sa paningin ng asawa mo».*

*Kaya, ang isyung ito ay simple lamang; ayon sa mga Al-Hanabilah (Kaawaan sila ng Allah), higit na mainam kung hindi na maghuhubad ang mag-asawa, at ayon sa karamihan naman ng mga pantas, nasa mag-asawa na ang pasya kung ano ang napagkakasunduan nila. Tungkol naman sa mga Hadith na nabanggit ay walang pagkakasalungatan sapagkat ang tinutukoy sa mga iyon ay bawal na may makakita na tao, at gayundin bilang etika na walang makakita kahit ang hayop kung saka-sakali. At tungkol naman sa Hadith ni Aisha (Kalugdan siya ng Allah) ay maaaring nauukol lamang sa kanila ni Propeta (Sumakanya ang kapayapaan) sang-ayon sa paliwanag ng karamihan sa mga pantas*

*- Ang istimna o pagpapalabas ng sperm sa pamamagitan ng kamay ng lalaki o pangsariling sikap ay bawal (haram) at ito ay masturbation din kahit sa pagtatalik ng mag-asawa, ayon sa karamihan sa mga pantas, kabilang sa kanila sina Sheikul Islam Ibno Taimiya at si Sheikh Al-Albani (Kaawaan siya ng Allah).)*

*-Ang istimna o pagpapalabas ng sperm sa pamamagitan ng kamay ng lalaki o pangsariling sikap ay walang kasamaan sa pagtatalik ng mag-asawa, ayon sa ibang mga pantas batay sa isang nabanggit na si Imam Ahmad Ibn Hambal (Kaawaan siya ng Allah) ay kanyang ipinahintulot ang masturbation para sa sinumang may takot sa sarili na makagawa ng pangangalunya o magkasakit.*

*Kaya, bilang paglilinaw at para maiwasan ang masturbation ay ang pagpapalabas nito sa pamamagitan ng kamay ng asawang babae ay walang kasamaan kung kinakailangan, sang-ayon sa napagkaisahan ng mga pantas.*





## *ANG IMAHINASYON O PAG-IISIP NG LALAKI O BABAE SA LARAWAN O ANYO NG IBANG TAO*

*Bawal (haram) bagkus maituturing na isang pangangalunya, ayon sa karamihan sa mga pantas; Al-Hanafiyah, Al-Malikiyah, Al-Hanabilah at kabilang sa mga Al-Shafi›eyah (Kaawaan sila ng Allah). Ang katwiran nila ay ang isang rule o basihan sa Jurisprudence, ang pag-iiwas sa mga bagay na maaaring hahantong sa hindi inaasahang pangyayari (Saddu Al-Zhara›ee). Kabilang sa kanila ay inihalintulad ito sa isang isyu kung ang isang tao ay iinom ng tubig na nasa baso at ang isa-isip niya ay alak, magiging bawal din sa kanya ang tubig na iyon.*

*Hindi bawal (Ja›iz), ayon sa pinaka- tamang pananaw ng mga pantas na Al-Shafi›eyah (Kaawaan sila ng Allah), na ang katwiran nila ay isang Hadith ni Propeta Mohammad (Sumakanya ang kapayapaan) «Katotohanang ang Allah ay nilalampasan Niya ang pansariling usapan ng kalooban ng aking mga Umma».*

*Hindi bawal subalit nararapat na iwasan (makrooh), ayon sa kay Ibno Al-Bazri.*

*Mabuti (mustahabb), ayon sa nabanggit ni Ibn Al-Hajj na pananaw ng ibang mga pantas.*

*Kaya, sa ating pag-aaral sa mga pananaw ng mga pantas nakikita natin na higit na mainam na ito ay iwasan, sapagkat ang pagkagumon o pagkasanay sa pag-iisip (imagine) sa ibang tao, sa katagalan ay maaaring hahantong sa hindi inaasahang pangyayari o maaaring ito ay mapaghahanap.*

## *ANG PAGBANGGIT SA ALLAH O PAGBIGKAS NG DU›A*

*Hindi bawal subalit higit na mainam ang pag-iiwas nito (makrooh), nabanggit ni Al-Mulla Ali Qari› ang pagkakaisa ng mga pantas hinggil dito (Kaawaan sila ng Allah).)*

*Hindi bawal at hindi rin makrooh, ayon sa ibang mga pantas, na ang katwiran ay ang Hadith na isinalaysay ni Ibno Abi Shaiba na si Ibno Mas›oud (Kalugdan siya ng Allah) kapag lumabas na ang kanyang sperm ay nagbibigkas ng «O Allah huwag mong bigyan si satanas ng pagkakataon na magkaroon ng bahagi sa anumang ipagkaloob mo sa akin na biyaya( anak).»*

*Gusto din natin linawin sa mga kababayang ang pagbanggit sa Allah o pagbigkas ng anumang dhikr o du›a bago ang pagtatalik o pagkatapos nito ay walang kasamaan, gayundin ang pagalaala sa mga biyaya sa atin o pagpapasalamat sa Allah dahil pinagkalooban tayo ng kalugod-lugod o mabuting asawa kahit pa sa panahon ng pakikipagtalik. Nabanggit ni Al-Hattab Al-Maliki (Kaawaan siya ng Allah) ang pagkakaisa ng mga pantas na hindi bawal at hindi rin makrooh ang pagbanggit ng dhikr o du›a sa puso, ang ibig sabihin ay hindi na siya bigkasin ng dila. Kaya, ayon sa mga pantas na nagsabing si Ibno Mas›oud (Kalugdan siya ng Allah) ay nagbibigkas ng du›a o panalangin ay maaaring ito sa kanyang kalooban lamang, ibig sabihin ay hindi niya binibigkas sa dila o kaya ay pagkatapos makalabas ang sperm.*

*Sa kabuuan, ayon sa pag-aaral at pagsasaliksik natin ay walang kasamaan ang anuman bukod sa mga nabanggit na isyu at sa mga mahigpit na ipinagbawal sa pagtatalik. Sang-ayon sa kahulugan ng talata ng Allah: «Ang inyong mga asawa ay isang taniman ng binhi. Kaya›t makipagtalik kayo sa inyong mga asawa (mayamang taniman) sa anumang paraan na inyong naisin..» Qur›an 2: 223. Ayon sa paliwanag ni Ibno Kather (Kaawaan siya ng Allah), sabi ni Ibno Abbas (Kalugdan siya ng Allah). Ang taniman (harth) ay kung saan dumadaan ang sanggol. At ang kahulugan ng «Anumang paraan na inyong naisin» ay nakaharap o nakatalikod basta sa isang lugar lamang, ibig sabihin ay hindi sa puwit. Isa pang talata ng Allah sang-ayon sa kahulugan nito: «Sila ang inyong Libas (katulad ng pangbalabal sa katawan o saplot), at gayundin naman kayo sa kanila..» Qur›an 2: 187. Isang Hadith ni Jabir (Kalugdan siya ng Allah), sinabi niya: «Sa harap niya (babae) at sa kanyang likod, bagkus huwag makipagtalik sa kanya maliban sa ari.»*

*Subalit, kinakailangang iwasan ang mga gawaing hindi karapat-dapat o wala sa etika sa Islam, at ang mga bagay na hindi kakayanin ng sarili o kaya ay makakapahamak sa kanilang mag-asawa; lalaki›t babae, o anumang makasisira sa kanilang sanggol kung saka-sakaling ang babae nagdadalang-tao. Sapagkat sinabi ng Allah: «At Kanyang pinahihintulutan sila sa Al-Tayyibat (lahat ng mabuti at pinapayagan), at nagbabawal sa kanila sa Al-Khabaith (ang lahat ng kasamaan at hindi pinahihintulutan)..» Qur›an 7: 157. Sang-ayon sa paliwanag (tafsir) ng ibang mga pantas tungkol sa Al-Khabaith, ay lahat ng madumi at maaaring mapagmulan ng sakit, gayundin ang mga bagay na hindi kakayanin ng sarili. Sinabi rin ng Allah: «At huwag hayaan ang inyong sariling mga kamay ang maghantong sa (inyong) kapahamakan..» Qur›an 2: 195. At sinabi rin ni Propeta Mohammad (Sumakanya ang kapayapaan: «Hindi dapat ang pinsala at makakapinsala.»*

*Ang Allah lamang ang higit na nakakaalam*

*Para sa nais magtanong, mag-email sa: joselitotabing@gmail.com*



# SA KANYANG PANAHON

Ni AbdulQadir E. Laja

*Ito po ang kuwento ng buhay at mga pangyayari noon, partikular dito sa gitnang silangan, may 1500 humigit-kumulang taon na ang nakalipas. Lumaganap ang kasamaan sa lugar na ito at sa iba pang panig ng mundo.Ang mga tao ay lubos na mapagsuway, napalayo sa patnubay ng Dakilang Maylikha. Ang mga Hudyo naman na dating iginabay ni Moises ay nakalimot din sa tunay na katuruan. Ang pananampalataya na ibinigay sa kanila ay naging pansarili na lamang, hindi na ito nakarating sa ibang nasyon. Ang simpling mensahe ni Hesus, anak ni Maria (sumakanila ang kapayapaan), sa paglipas ng panahon ay nahaluan ng ibang pilosopiya, ang Greyego at Romanong pilosopiya.*

*Sa Persia, ang mga Magians ay patuloy sa kanilang nakagisnang relihiyon, na may ugnayan sa pagsamba ng apoy. Sa ibang parte ng Asya, ang mga turo ni Gautama Budha ay lumihis din tungo sa paganismo. Dahil sa labis na pagmamahal sa kanya ng kanyang mga tagasunod, siya ay ginawan na nila ng altar at rebolto. Sa India naman patuloy ang paglaganap ng Hinduismo na may katuruan na hindi lang nag-iisa ang panginoon, ayon sa kanila may isang libong panginoon at maaring higit pa.*

*Sa Arabian peninsula kung saan malapit lang ito sa Abyssinia, Persia (Sassanid), at Byzantine Empire, ang mga Arabo ay nakalimot din sa tunay na katuruan ng Dakilang Maylikha. Bawat tribo ay may kinikilalang diyos. Ang bahay dalanginan na itinayo ni propeta Ibrahim, ang Ka'aba sa Mekka, ay mayroon nang 360 na mga imahen at mga rebolto sa loob nito. Sadyang napakababa ang moralidad ng mga tao, maliit na dahilan lamang ay magiging sanhi ng digmaan na tumatagal ng maramig taon. Mas maraming oras ang winawaldas sa pagsussugal at pag-iinom ng alak. Ang suliranin sa lipunan ay lumala, ang mga babae ay itinuturing na walang halaga at ang pagpapalaki nito ay walang saysay. Kapag ang mga Arabo ay magkakaroon ng isang sanggol na babae, kinamumuhian nila ito. Hindi alam ng sanggol kung bakit siya ay tatabunan na lamang ng buhangin, at ililibing ng buhay. Dito sa panahon na ito ipinanganak si Propeta Muhammad (sumakanya ang kapayapaan). Siya ay pinili ng Diyos upang igabay muli ang sangkatauhan. Sa loob lamang ng dalawang dekada, nabago ng Islam ang dating bulok na lipunan ng mga paganong Arabo. Hanggang ang pananampalatayang Islam (ang pagsuko ng buong sarili sa Diyos), na ibinigay ng Diyos bilang habag sa mga tao, ay nakarating sa ibang panig ng mundo. Ito ay nakarating sa Tsina, sa mga pulo ng Indonesia, Malaysia, Thailand, at Pilipinas, hindi sa pamagitan ng espada, ngunit dahil sa linaw, tatag, at makatotohanang mensahe nito.*



# BASA A MORO

*Inisulat ni Usta. Pahima Guiabal*
*Da'iyah, Cultural Field Worker*
*KPCCenter, Women Section*
*Kuwait*

*Dili patot kano mama i dili mamaganad kano agama nin a agama Islam para kano ginawa nin endo kano pamilya nin; si kaluma nin, so manga wata nin na enggo nin mapamando ka amayka dala den mon sabot o mama sa agama na panon den i kapatuntay nin kano pamilya nin a nakasangan salkanin, panon den i kadalindingin sa kanilan kano pezugkayaw a apoy sa gay a mauli! So niya ba a kadalinding kano ginawa endo so pamilya na inisugo no Allah (SWT) a mailay tano sa dalem a Qur-ân:*

**((يأيها الذين آمنوا قوا أنفسكم وأهليكم نارا وقودها الناس والحجارة عليها ملائكة غلاظ شداد لا يعصون الله ما أمرهم ويفعلون ما يؤمرون)) سورة التحريم/6.**

*Ya ma'na no niya ayatan: ((Hay sekano a manga namalitiyaya! Dalindingo so manga ginawa no endo so manga pamilya no kano apoy (Naraqa) a ya lon ipedtagon na so manga taw endo so manga wato, na aden lon ni manga Malaikat a pedtiyakap a mapasang endo mabagel, di nilan pezupaken so Allah ko endaw i inisugo Nin sa kanilan, endo penggulan nilan so endaw i ipedsugo sa kanilan)) 66:6*

*Kagina ka mayto, na so mama na amayka aden mazuliman nin kani kaluma nin a manga galbekan a dili maka dayt kano agama na patidtunin, pamandunin sa mga mapya uki-ukit mayto bon so manga wata nilan iganat sa manawt pan na tarbiyan den sa mapya ka makadtanay bo sa kagkasela no manga wata na manga mapya den so balaadatan nilan. Pantag sa ma'na na kadtalo anya no Allah (SWT) a nalabit tano ((Dalindingo so manga ginawa no endo so manga pamilya no kano apoy (Naraqa))) – na ya kadtalo ni Qataadah (ikalimo sekanin no Allah): isugo no sa kanilan so kapaginugot kano Allah, endo isapalo sa kanilan so manga galbekan a supak kano Allah… ya manem kadtalo ni Mujahid (ikalimo sekanin no Allah): na ikagilek no so Allah endo ipanutuma no kano manga pamilya no so gilek kano Allah…*

*Bali, manga suled nami kano agama Islam na masiken nasabutan tano so niya a manga bityala tano pantag sa kapamando sa agama a so niya ba na ikaduwa a nalabit tano a kawagib no babay kano kaluma nin.*

*Italos tano bo o miyog so Allah…*



*Inisulat ni Ust.Marouf Baraguir Ali*

*Da'iyah & Social Researcher*

*Head, Men Section, KPCCenter*

*So Hadis a ikaduwapulo endo teru (23)*

*23- nakabpon kani ama ni ma'lik a si ha'rith a wata ni a'sim al-ash-arie a nalilinyan sekanin nu Allah pidtalo nin: pidtalo nu rasulullahi (saw): ( su kadsuti na tenga kanu iman (paritiaya), su Alhamdulillah na pakapenu kanu timbangan, su subhaanallahi walhamdulillah na pakapenu atawka kapenu nin su pageltan nu langit endo su lupa, su sambayang na sigay, su kadsadeqa na tanda (kanu paritiaya nu taw) su kadsabar na liwanag (sigay) su qur-an na para salka atawka kuntra salka,langon nu taw na pengganat sa pebpasan nin su ginawa nin aden anto na makalibre (makalidtas) atawka mabinasa nin su ginawa nin)*

*Napanudtul ni imam Muslim*

*su mga guna nando su mga pangagi a nakuwa kanu nan a hadis:*

*1. Su kaimportanti nu pidtalu a kadsuti na sabad atawka tenga kanu paritiaya nu taw, magidsan I kadsuti (katagak) kanu pidtalo a kasakuto atawka su pidtalo a kalimpiyo kanu lawas (badan).*

*2. Su kauntol kanu mga (ziker) katadem sa Allah lagid nu Alhamdulillah, subhaanallah walhamdulillah na pakapenu kanu timbangan nu amal (galbek) a mapia sa gay a mauli.*

*3. Su pidtalu a katindeg kanu sambayang na ped a kapianan nin na sigay nu taw sa dunya akhirat.*

*4. Su kainggay sa sadeqa na tanda kanu kasla nu paritiaya nu taw sa Allah.*

*5. Su kaimportanti nu pidtalo a kadsabar sabap sa liwanag siya kanu taw.*

*6. Su kanggalbek kanu inisugu nu qur –an na makadtabang kanu taw, upama manem ka dili enggalbeken nu taw na makabinasa lun.*

*7. Entayn I taw a ebpasan nin su ginawa nin siya kanu kanggalbek kanu inisugu nu Allah na entuba su taw a nakalibre nin su ginawa nin, entayn manem I taw a ebpasan nin su ginawa nin siya kanu inisapal nu Allah atawka su malat a galbekan na yanin nabinasa na su ginawa nin*



*Inisulat ni Ust. Muslimin Palami Bhiruar*
*Public Relation & Information*
*KPCCenter, Kuwait*
*e-mail : aymus8118@yahoo.com.*

*15. ( RABBANA A-MANNA FAKTOBNA MAASSHA-HIDEEN )*
*" O Kadnan ami na miyaritiyaya kamiden ko inituronengka ko siyugo mana si Mohammad na isurat kamingka a ped kami ko manga tao a pedsaksi sa b'nar so inituron manaso Qur'an".*

*16. (RABBANA ZALAMNA ANFOSANA WA INLAM TAGHFIRLANA WA TARKHAMNA LANAKOWNANNA MINAL KHA-SIREEN )*
*" O Kadnan ami na miya salimbot ami so manga ginawa ami , na amponangka s'kami ka amayka dikamingka amponen ago dikamingka ikalimo na makuyog kamiden ko mangatao a miyangalologi"*

*17. (RABBANA LA TAJ-ALNA MAAL QAWMI AZZA-LIMEEN )*
*" O Kadnan ami na dikamingka ipegkuyog ko manga tao a manga salimbuten"*

*18. ( RABBANA AFRIGH ALAYNA SABRAN WA TAWAFFANA MUSLIMEEN )*
*" O Kadnan ami na iludepengka ko manga pamusungan ami so kadsabar ago imatay kamingka sa s'kami na manga muslim kami a phangungunotan r'ka"*

*19. ( RABBIGHFIRLIY WALI AKHIY WA ADKHILNA FI RAKHMATIKA WA ANTA ARKHAMO ARRA-KHIMEEN )*
*" O Kadnan ko na amponakongka ago amponangkabon mambo so lusodko sa tiyan ago pakaludep kamingka ko surgangka ka s'kaman a Kadnan ami I malimo sa taman a malimo"*

*20. (HASBIYALLAHO LA ILA-HA ILLA HOWA,ALAYHI TAWAKKALTO WA HOWA RABBOL ARSHI AL-AZIEEM )*
*"Yako tanggepeda na so Allaho Taalah , da Kadnan a dait a semban yadi tabiya na S'kaniyan a Allah , ro ako r'kaniyan pedsarig ago s'kanin I Kadnan o Aras a maporo "*

# BISAYA

Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez

## Ang mga Pulong 'Labi na/Ilabi na' ug ang 'Na Man'



*ANG pulong 'labi na' o 'ilabi na' sagad hisaypan pagsulat nga isumpay ang 'na'. Gituohan sa ubang batidila nga ang 'labi' (more, much) isumpay sa 'na' kon kini nagkahulogan og 'especially'.*

*Apan naunsang pagkahitaboa nga nasumpay man ang duha ka pulong? Unsay basis? Ang 'labi' o 'ilabi' laing pulong ug lain usab ang 'na'. Dili usab mahimong ingnon tang suffix ang 'na' kay walay suffix nga 'na' sa Binisaya. Duna hinuoy 'a' sama sa "dagana" (gikan sa root nga dagan + a); "dalia" (dali + a); "kaona" o "kan-a" (gikan sa kaon + a) apan walay "labin + a" o "ilabin + a".*

*Busa, ang 'labi na' o 'ilabi na' sulaton gayod nga duha ka pulong (buwag), dili isumpay.*

*Ang 'Na Man'*

*Sa samang kahimtang, kining pulong 'na man' sagad usab sulaton nga sumpay sa ubang wala managpakabana. Angay timan-an nga kining atong 'na man' sa Binisaya lahi kaayo sa naman sa Tinagalog nga pagasulaton nga sumpay o usa da ka pulong.*

*Ang 'na' ug 'man' sa Binisaya duha ka managlahing partikulo (two different particles) busa dili gayod pagasulaton nga sumpay o usa ra ka pulong (one word).*

*Mga Pananglitan:*

*Dili na man na siya birhen.*

*Gipakaon na man mi ni Iya Asyon.*

*Nakapaenrol na man ko sa USC apan di lang mosugot akong uyab.*

*Di na man unta ko moeskuyla apan gikasuk-an kong Nanay.*

*Pagkanindota na man gyod niyang mosayaw!*

# BISAYANG JOKES

*HARI: Kung sinoman ang makakatawid sa tubig na puno ng buwaya gagantimpalaan ko! Ang aking anak o 1 bilyon..*
*Tuwang-tuwa ang hari at walang nangahas na sumubok, biglang tumalon si Pedro, nakalangoy ng mablis at nakaahon agad!*
*HARI: Mahusay! Mamili ka, ang aking anak o 1 bilyon?*
*PEDRO: (galit) Wala akong pakialam sa anak mu at hindi ko kailangan ng 1 bilyon, ang gusto kung malaman kung sinu ang tumulak sakin!!!!*

*EXCUSE LETTER.*
*Dear Mam, Please excuse my absence yesterday due to hedeyk (bura).. headeyk (bura).. headeche (bura).. hedache (bura)... LBM.*

*I decline to adhere to society's perception of academic aptitude through institutionalized instruction.*
*TRANSLATION: "AYAW KO NG MAG-ARAL!!"*

*HOLDAPER: Pre, holdap to! Itaas mo ang mga kamay mo, kung hindi…*
*JOSE: Kung hindi, ano?!*
*HOLDAPER: Kung hindi… Kung hindi… Ahh, ehh.. Kung hindi… Wag mo akong lituhin! Baguhan pa lang ako!*

*MULTO: AWOOOOOOOOOOOOOOOOOOOOHH!*
*BATA: Wag po! Please maawa po kau! Wag po!*
*MULTO: ok.*
*umaygad!!*

*JUAN: Bag-o lage pintal imu atop?*
*PEDRO: mao nay advice ni fr. Jose sa misa gahapon*
*JUAN: unsa iyang sulti?*
*PEDRO: ingon siya: "repent ur sin"*

*anak niuli sa balay (suko)*
*ANAK: nay gipatawag ka sa skwelahan.*
*NANAY: unsa naman sad imo gihimo nga binuang sa skwelahan?*
*ANAK: unsay gihimo nay? ikaw gani naay gihimo, kay ikaw gipatawag dili ako!*

*ANAK: tay ngano naa may aso kung mag-init tag tubig? evaporation na sya tay?*
*TATAY: dili anak, mga kalag na sa germs nga muadto na sa langit*

*JUAN: pedro, sure jud ka nga mao ni lubnganan sa imong igsoon nga si RAMON??*
*PEDRO: sure jud kaayu ko!!*
*JUAN: unsa man imo tima-ilhan beh nga 10 yrs naman kaha ka wala naka du-aw?*
*PEDRO: kani oh, kay naa man nakabutang nga R.I.P.*
*JUAN: unsa man diay nang R.I.P?*
*PEDRO: "Ramon Igsoong Pedro"*















*Ang raffle draw ng KPCCenter Ramadan Quiz 2011 ay naganap noong Sunday, Nov. 6, kasabay ng pagdiriwang ng Eid Al-Adha, sa Shuwaikh Seaside Park. Ang raffle draw ay dinaluhan ng halos 300 ka tao na pinangungunahan ni Da'iyah Ahmad Yusuf Ullessis Abaya, ang Editor ng Pag-usapan Po Natin! Magazine, kasama sina Da'iyah Mohammad Sumaway at Da'iyah Abdullah Joselito Tabing, mga Du'at ng KPCCenter sa Farwaniya. Ang buong programa ay dinalohan din nina Uztaz Marouf Baraguir Ali, Head ng KPCCenter Men Section; Uzta Halima Hassan Mantawil, Head ng KPCCenter Women Section; Uztaz Khalid Mero, Imam ng Khaytan Mosque, Uztaz Abubaidah Salud Satol, News Translator ng Ministry of Information; Uztaz Abo Mohammad Khalid Mero ng IPC-Jahra; Uztaz Mojahid Gumander ng IPC-Kuwait City; kasama ang mga uztaz at mga du'at ng KPCCenter na sina Uztaz Wahibie Al-Tamama, Uztaz Muslimin Palami Bhiruar, Uzta Ulambay Bondli, Uzta Pahima Guiabal, Da'iyah Sarah Mailyn Rodriguez, Da'iyah Eman Edna Valdez, at Da'iyah Um Ismael.*

*Lahat ng mga winners ay pinapayuhang makikipag-ugnayan sa KPCCenter o tumawag sa 55539031. Maraming salamat sa lahat ng mga sumali, subaybayan nyo ang susunod pang mga pa-contest. Maraming salamat din sa mga volunteers, at sa lahat ng mga kababayan at mga kapatiran, dahil sa inyong lahat ay naging maayos ang ating programa. Hanggang sa susunod na taon. Ang nanalo ay ang mga sumusunod:*

*1st PRIZE, KD 200, NEVIN ABARRA MATI, Farwaniya (mother from Cavite, father from Bangladesh)*
*2nd PRIZE, KD 150, ROBERTO MEJASCO, Farwaniya (from Cebu)*
*3rd PRIZE, KD 100, VICENTE CARAG, Sharq (from Isabela)*
*10 Consolation Prizes, KD 20 each: 1. AILEEN ALLIAH ABRAHAN, Jahrah, 2. EDWIN ANWAR HABON, Jeleeb*
*3. FATMA TAJI ABDUL, Farwaniyah, 4. JANE BANDONG GARCIA, Kuwait, 5. LEYNIE INES, Farwaniya*
*6. LORNA GOMES, Kuwait, 7. MARITES PAJA, Farwaniyah, 8. NORA ALI ANOG, Hawally*
*9. PRUDENSIO KILISTE SIANO, Salmiya, 10. RUEL TAGSAHAN, Mahboula*

MAY NAGDISENYO BA NITO?

# Ang Glue ng Sandcastle Worm





◀ ***Umaasa ang mga mananaliksik na maaayos nila ang mga nabaling buto nang hindi gumagamit ng metal***

Sandcastle worm: © Peter J. Bryant, University of California, Irvine

● Inaayos ng mga siruhano ang mga nabaling buto gamit ang mga pin, plate, at mga turnilyo. Pero mahirap gamitin ang mga ito sa mas maliliit na piraso ng buto. Dati, hindi alam ng mga mananaliksik kung paano gagawa ng pandikit na puwedeng tumigas kahit sa loob ng katawan ng tao. Pero nakakita sila ng posibleng solusyon nang pag-aralan nila ang sandcastle worm!

**Pag-isipan ito:** Ang bahay ng sandcastle worm ay nasa ilalim ng dagat. Para itong tubo na gawa sa mga butil ng buhangin at piraso ng shell. Isa-isang pinagdidikit-dikit ng sandcastle worm ang mga materyales na ito gamit ang kaunting glue na galing sa glandulang nasa thorax nito. Mas matibay ang pandikit na ito kaysa sa ginagamit ng mga tao sa ngayon. Mayroon itong kakaibang mga protina na kapag nagsama-sama ay mabilis na tumitigas kahit sa tubig. Kaya naman, ang sandcastle worm ay tinaguriang isang mahusay na mason. Ayon kay Russell Stewart ng University of Utah, nilutas ng bulating ito ang maraming "masalimuot na problema sa pagdirikit."

Ang mga mananaliksik ay nakagawa na ng mas matibay na sintetikong bersiyon ng glue ng sandcastle worm. Pero kailangan pa nilang gumawa ng glue na magagamit sa operasyon at malulusaw din kapag naghilom na ang mga nabaling buto. Kung matagumpay itong magagamit sa mga tao, tiyak na magiging malaking pagsulong ito sa medisina.

**Ano sa palagay mo?** Nagkataon lang ba ang kakaibang glue ng sandcastle worm? O may nagdisenyo nito?

Mula sa Gumising! magazine ng Watchtower Bible and Tract Society, Philippines